# اللحية بين السلف و الخلف

# ANG BALBAS

## AYON SA

## PALIWANAG AT PANANAW

## NG MGA

# SALAF AT KHALAF

www.islamhouse.com

المكتب التعاوني للدعوة وتوعية الجاليات بالربوة
ISLAMIC PROPAGATION OFFICE IN RABWAH
P.O.BOX 29465 RIYADH 11457 - TEL 4454900 - 4916065
FAX 4970126 - E-Mail:rabwah@www.com

Ni:

**Sheikh Muhammad Al-Jibaly**

Isinalin sa Wikang Pilipino

Ni:

**Raed Capule**

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

**Sa Ngalan ng Allah**
**Ang Mahabagin, ang Maawain**

# ANG BALBAS

## AYON SA PALIWANAG AT PANANAW NG MGA SALAF AT KHALAF[1]

## KABANATA 1

### PAMBUNGAD

**Ang Kahulugan**

Ang Arabik na salita para sa balbas ay *Lihyah*. Ito ay hinango mula sa salitang *Lahy* [panga] at *Lahyan* [dalawang panga: ibaba at itaas]. Magkagayon, ang balbas ay binibigyan ng pakahulugan bilang ang buhok na tumutubo sa mga pisngi at mga panga (sinipi mula sa aklat na *Al-Qamus ul-Muhit* ni Al-*Fayruzabadi*, at *Lisan Ul-Arab* ni Ibn Manzur). Kabilang din ang mga buhok na tumutubo sa pagitan ng mata at tainga, patilya, sa dakong ibabang bahagi ng labi, buhok sa baba, at buhok na tumutubo sa dakong ibabang bahagi ng panga.

**Ang Alituntunin**

Ang pagpapahaba ng balbas ay *Wajib* (ipinag-uutos at nararapat gawin) para sa lahat ng kalalakihan na may kakayahang gawin ito. Tulad ng pagpapaliwanag sa ibaba, may sapat na katibayan tungkol dito mula sa *Sunnah*, at ito ang napagkasunduang pananaw ng mga *Ulama* (pantas) ng Islam.

**Paninindigan ng mga *Ulama* (Pantas) ng Islam**

Lahat ng mga *Ulama* (pantas) ng Islam ng *As-Salaf us-Salih* (matatapat at matatalinong naunang Muslim), kabilang ang apat na Imam (Imam Ash-Shafi, Hanbal, Hanafi, Malik) ay nagkaisa na ang pag-aahit ng balbas ay bawal (*Haram*). Kanilang itinuring ang pag-aahit nito bilang kapinsalaan [sa likas na anyo] na hindi pinahihintulutan, tulad ng naiulat mula kay Umar bin Abdul Aziz (*At-Tarikh* ni Ibn Asakir). Kanilang itinuring na ang isang lalaking nag-aahit ng kanyang balbas ay binabae. Bukod pa rito, karamihan sa kanilang mga pagsaksi o pagpapahayag ay hindi tinatanggap at hindi rin pinahihintulutang mamuno sa pagdarasal.

[1] **Salaf at Khalaf**. Ang tinutukoy na **Salaf** ay ang mga matatalino at matutuwid na Muslim na itinuturing bilang maalam (o iskolar) ng Islam pagkaraan ng henerasyon ng mga Sahabah ni Propeta Muhammad. At **Khalaf** ay tumutukoy sa lahat ng matatalino at matutuwid na Muslim na itinuturing bilang maalam (o iskolar) pagkaraan ng henerasyon ng mga Salaf at ang henerasyon ng Khalaf ay nasasakop ng kasalukuyang panahon. **(Karagdagang paliwanag mula sa tagasalin sa tagalog).**

**Ang mga Hanafi**

Ayon sa mga Hanafi:

*Ipinagbabawal sa isang lalaki ang mag-ahit ng kanyang balbas… tulad ng pagputol nito nang maigsi na kasing haba ng isang dakot na kamao, katulad ng ginagawa ng mga tao sa kanluran at mga binabaing kalalakihan – walang sinuman ang nagpapahintulot nito. At ang ganap na pag-ahit nito ay gawain ng mga Hudyong Indiano at mga Persiyanong Magian. (Persian Magians – tagasunod ng lumang relihiyon, o maaaring katulad ng mga Zoroastriyano)* [sinipi sa Ad-Durr ul-Mukhtar]

Si Ibn-Abidayn ay nagsabi:

*Ipinagbabawal sa sinumang lalaki na putulin ang kanyang balbas.* (Radd ul-Muhtar [2:418])

**Ang mga Maliki**

Ayon sa mga Maliki:

*Ang pag-ahit ng balbas ay ipinagbabawal, at ang pagputol nito ay nagbubunga ng (hayagang) kapinsalaan (sa likas na anyo ng lalaki). Subali't kung ito ay lubhang makapal at ang pagputol nito ay hindi mababanaagan (o kakikitaan) ng anumang hayagang tanda ng kapinsalaan nito (sa likas na anyo), magkagayon ito ay maaaring putulan; nguni't sa kabila pa rin nito, ito ay isinasaalang-alang bilang gawaing hindi kanais-nais at sumasalungat sa anumang mabuti.* [Ayon sa Sharh ur-Risalah ni Abu al-Hasan, at mga puna tungkol dito ni al-Adwi]

Ayon kay Al 'Adwi:

*Naiulat mula kay Malik na kinamumuhian niya ang pag-ahit ng kahit na anupaman sa dakong ibabang bahagi ng panga, hanggang sa kanyang sinabi, Ito ay mula sa gawain ng mga Magian*[2]*. At ipinagbabawal ang pag-alis ng balbas.* [Sharh-ur-Risalah ni Abu al-Hasan at mga puna tungkol dito ni Al-Adwi (2:411)]

Ayon kay Ibn Abd al-Barr:

*Ipinagbabawal ang pag-ahit ng balbas, at walang gumagawa nito maliban sa mga kalalakihang binabae.* [At-Tamhid].

**Ang mga Shafi'i**

Si Al-Imam Ash-Shafi'i ay nagpahayag na ipinagbabawal ang pag-ahit ng balbas [Al-Umm]. Gayundin, si Al-Athru'i ay nagsabi, *Ang tamang pananaw hinggil dito ay ito: na ipinagbabawal na ahitin ito nang tuluyan kung wala rin lamang nararanasang suliranin sa kalusugan.* [Sharh ul-Ubab]

[2] '*Magian*' – sila ang mga taong tagasunod ng lumang relihiyon ng Persya.

## Ang mga Hanbali

Ang mga Hanbali ay sumang-ayon nang walang anumang pagtutol na ang pag-ahit ng balbas ay ipinagbabawal. [Al-Insaf, Sharh ul-Muntaha, atbp].

Si Ibn Taymiyyah ay nagpahayag:

*Ipinagbabawal ang pag-ahit ng balbas.* [Al-Ikhtiyarat ul-Ilmiyyah (p.61)]

Si As-Saffarini ay nagsabi:

*Napagkasunduan sa aming Madhab*[3] *(pananaw) na ang pag-ahit ng balbas ay bawal.* [Ghitna ul-Albab (1:376)].

## Ibn Hazam

Si Ibn Hazm Al-Andalusi ay nagsabi:

*Ang lahat ng mga Iskolar ay sumasang-ayon na ang pag-ahit ng balbas ay isang uri ng pagsira at ito ay ipinagbabawal.* [Maratib ul-Ijma' (pahina 157), at al-Muhalla (2:189)]

## Ibn Taymiyyah

Si Shaykh ul-Islam Ibn Taymiyyah ay nagsabi:

*Dahil sa mga mapananaligang Hadeeth, ipinagbabawal ang pag-ahit ng balbas, at kailanman ay walang sinuman ang pinahintulutang gawin ito.*

## Kapanahunan ng mga naunang Iskolar (Pantas)

Ang mga pinagpipitaganang pantas o iskolar sa panahon nila ay nagpahayag na ipinagbabawal ang pag-ahit ng balbas o dili kaya ang pagputol nito nang maikli. Kabilang sa kanila ay sina *Ali Mahfuz, Muhammad Nasir ud-Din al-Albani, Abd ul-Aziz bin Baz, al-Kandahlawi, Abu Bakú al-Jaza'iri, Ismail al-Ansari,* at marami pang iba.

## Nasasaklaw ng Balbas

Ang utos ng Propeta (ﷺ)[4] ay malinaw na nagtatagubilin na huwag ahitin ang balbas. Karagdagan pa rito, ang Propeta (ﷺ) at ang kanyang mga kasamahan ay nagtataglay ng mahahaba at makakapal na balbas.

Walang mapananaligang mga salaysay na nagpapatunay na ang Propeta (ﷺ) ay nagputol ng kanyang balbas. Samantala, may mga mapananaligang salaysay mula sa maraming kasamahan ng Propeta, katulad nina Ibn-Umar, Abu Hurayrah, at Ibn-Abbas (nawa'y kalugdan sila ng Allah

[3] **Madhhab** (Arabik مذهب pl. مذاهب *Madhaahib*) ay katagang Arabik na tumutukoy sa Islamikong pananaw or relihiyong huriprudensiya *(fiqh)*. Sa unang 150 mga taon maraming naglitawang Madhab (mga pananaw), na sa katotohanan ay iniuugnay sa mga Sahabah. Ang mga kinikilalang Madhab ay ang Maliki, Hanafi, As-Shafi'i, at Hanbali.

[4] (ﷺ) **Sal'lal'laaho a'laihi wa sal'lam,** ay nangangahulugan na: 'Nawa'y purihin at itampok ng Allah (ﷻ) ang kanyang pangalan (Propeta Muhammad (ﷺ) at pangalagaan at ilayo siya at maging ang kanyang pamilya laban sa anumang masamang bagay.'

(ﷻ)[5], na nagpakita na kanilang pinuputol ang kanilang balbas na lumalampas sa haba ng isang dakot na kamao. May mga pag-uulat ding katulad nito na mula sa ilang mga *Salaf* katulad nina Ibrahim an-Nakhi, Malik, at Ahmad. [Ang mga bilang ng mga ganitong *Hadeeth* ay tinipon ni al-Albani sa *ad-Da'ifah* (mga mahihinang uri ng *Hadeeth*) kasunod ng *Hadeeth* bilang 2355)].

*Nang si Abdullah bin Umar (kalugdan nawa siya ng Allah), ay nagtungo sa Hajj o Umrah, kalimitan niyang dinadakot ng kanyang kamay ang kanyang balbas at pinuputol ang anumang lagpas sa dakot ng kanyang kamay.* [Al-Bukhari]

Magkagayon, ang pangkalahatang utos hinggil sa pagpapahaba ng balbas ay nararapat na batay sa pang-unawa at pagsasagawa ng mga *Sahabah* (kasamahan), at ang haba ay hindi nararapat na lalampas sa haba ng isang kamao.

# KABANATA 2

## MGA PAGKAKAMALI HINGGIL SA PAG-AAHIT NG BALBAS

Ang pag-aahit ng balbas ay nagbubunga ng maraming paglabag sa Islamikong kautusan, ilan sa mga ito ay ang mga sumusunod:

### 1. PAGSUWAY SA ALLAH

Ang pag-aahit ng balbas ay isang gawaing pagsuway sa Allah (ﷻ), katulad ng ipinahayag sa salita ng Kanyang Sugo:

***Iniulat ni Abu Hurayrah na ang Pinuno ng Yemen, na itinalaga ng Emperador ng Persiya na si Kisra, ay nagpadala ng dalawang kinatawan kay Propeta Muhammad (ﷺ). Nang sila ay humarap kay Propeta Muhammad (ﷺ) ay napuna ng Propeta na kanilang inahit ang kanilang mga balbas at hinahayaan ang kanilang mga bigote na tumubo at humaba. Sa pagkamuhi ng Propetaﷺ sa kanilang di-kaayang-ayang anyo, ibinaling niya ang kanyang mukha at nagsabi; "Kasawian sa inyo, sino ba ang nag-utos sa inyo na gawin ninyo ito?" Sila ay sumagot: "Ang aming panginoon (si Kisra)." Ang Sugoﷺ ay tumugon: "Nguni't ang aking Panginoon, Dakilain at Purihin Siya, ay nag-utos sa akin na hayaang tumubo ang aking balbas at putulin (nang maayos) ang aking bigote."*** [Iniulat ni Ibn Jarir at-Tabari, Ibn Sa'd, and Ibn Bishran. Napatunayan na Hasan (Mapananaligan) ni al-Albani (Fiqh-us-Sirah ni al-Ghazali p. 359])

### 2. PAGSUWAY SA SUGO NG ALLAH(ﷺ)

Ang pag-aahit ng balbas ay isang uri ng gawaing pagsuway sa Sugo (ﷺ) na siyang nag-utos sa mga kalalakihan na hayaang tumubo ang balbas na naiulat sa maraming *Hadeeth*. Iniulat ni Ibn Umar (kalugdan nawa siya ng Allah (ﷻ) na sinabi ng Sugo ng Allah (ﷺ):

***Putulin (nang maayos) ang bigote, at hayaang tumubo ang balbas.*** [Al-Bukhari, Muslim at iba pa]

Ang pagsunod sa Sugo (ﷺ) ay katumbas ng pagsunod sa Allah (ﷻ):

[5] (ﷻ) **Subhaanaho wa Ta'aala**, ay nangangahulugan na: 'Siya ay Ganap na malayo at malaya sa anumang kakulangan, kapintasan at kamalian.' Kaluwalhatian sa Kanya, ang Kataas-taasan.

﴿ مَّن يُطِعِ ٱلرَّسُولَ فَقَدۡ أَطَاعَ ٱللَّهَۖ وَمَن تَوَلَّىٰ فَمَآ أَرۡسَلۡنَٰكَ عَلَيۡهِمۡ حَفِيظٗا ﴿٨٠﴾ ﴾

***Sinuman ang sumunod sa Sugo ay katotohanang sumunod sa Allah; subali't yaong tumalikod, magkagayo'y ikaw (O Muhammad) ay hindi Namin isinugo bilang tagapagbantay sa kanila.*** [An Nisa- 4:80]

### 3. PAGLIHIS MULA SA GABAY NG SUGO

Walang alinlangan na ang Sugo ng Allah (ﷺ) ang tumatayo bilang huwaran sa tao, sa kanyang anyo at mga kilos:

Ang Allah (ﷻ) ay nagsabi:

﴿ لَّقَدۡ كَانَ لَكُمۡ فِي رَسُولِ ٱللَّهِ أُسۡوَةٌ حَسَنَةٞ لِّمَن كَانَ يَرۡجُواْ ٱللَّهَ وَٱلۡيَوۡمَ ٱلۡأٓخِرَ وَذَكَرَ ٱللَّهَ كَثِيرٗا ﴿٢١﴾ ﴾

***Katotohanang nasa (katauhan ng) Sugo ng Allah, ang isang magandang huwaran na dapat tularan para sa kanya na umaasa (sa pakikipagharap) sa Allah at sa Huling Araw, at lagi nang nag-alaala sa Allah tuwina.*** [Al-Ahzab- 33:21]

At iniulat ni Jabir na sinabi ng Sugo ng Allah (ﷺ): ***Katotohanan, ang pinakamainam na patnubay ay ang patnubay ni Muhammad.*** [Naitala ni Muslim.]

Iniulat ni Jabir bin Samurah na ***Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay may malagong balbas.*** [Naitala ni Muslim].

Ang pag-aahit ng balbas ay malinaw na pagpapakita ng paglihis mula sa kanyang likas na anyo at pamamatnubay.

### 4. PAGLIHIS MULA SA LANDAS NG MABUBUTING MUSLIM

Nararapat na magsumikap ang bawa't isa na sumunod sa landas ng mga naniniwala at maging katulad nila. Ito ay isang tungkulin na ipinahayag ng Allah (ﷻ);

﴿ وَمَن يُشَاقِقِ ٱلرَّسُولَ مِنۢ بَعۡدِ مَا تَبَيَّنَ لَهُ ٱلۡهُدَىٰ وَيَتَّبِعۡ غَيۡرَ سَبِيلِ ٱلۡمُؤۡمِنِينَ نُوَلِّهِۦ مَا تَوَلَّىٰ وَنُصۡلِهِۦ جَهَنَّمَۖ وَسَآءَتۡ مَصِيرًا ﴿١١٥﴾ ﴾

***At sinumang tumutol sa Sugo (Muhammad) pagkaraang ipakita sa kanya nang maliwanag ang tuwid na landas, (nguni't sa kabila nito ay) tumahak sa (landas ng) iba kaysa sa landas ng mga mananampalataya, siya ay Aming pananatilihin sa landas na kanyang pinili, at siya ay susunugin sa Impiyerno. Sadyang napakasamang (pook na) hantungan!***[6] [An-Nisa 4:115]

[6] Sinumang kusang tumahak sa isang landas maliban sa landas na ipinahayag sa Sugo (Muhammad ﷺ), pagkaraang maging maliwanag at payak sa kanya ang katotohanan, ito ay nangangahulugan ng pagsalungat at pagtutol sa Sugo. Sinumang pumili ng masamang landas. inilaan ng Allah ang Apoy sa kabilang buhay. Katotohanan, yaong mga umiiwas sa tamang patnubay ay hahantong lamang sa Impiyerno sa Araw ng Pagbabangong-Muli.

**Paunawa:** Ang kahulugan ng “mga naniniwala” sa *Ayah* (talata) ay tumutukoy sa mga naunang kasamahan ng Propetaﷺ.

Lahat ng mga Propeta (*alaihis-salam*), mga *Sahabah* (Kasamahan ng Propeta), mga pinagpipitaganang ‘*Ulama*’, at mga matutuwid na *Salaf* (naunang mga Muslims) at mga masunuring Muslim sa *Ummah* (Pamayanan) ay nagpahaba ng kanilang mga balbas. Wala ni isa mang pangyayaring naiulat na ang isa sa kanila ay nag-ahit ng balbas. Halimbawa, ang Allah (ﷻ) ay nagsabi na si Harun (Alaihis-salaam) ay nagsabi sa kanyang kapatid na si Musa (alaihis-salam) ng sumusunod:

﴿ قَالَ يَبۡنَؤُمَّ لَا تَأۡخُذۡ بِلِحۡيَتِي وَلَا بِرَأۡسِيٓۖ ﴾

**Kanyang sinabi, *O, anak ng aking Ina! Huwag mo akong sunggaban sa aking balbas o maging sa aking ulo.*** [Ta-Ha 20:94]

Bukod pa rito, maraming mga naiulat na mapananaligang mga *Hadeeth* na nagpapahiwatig na ang mga mabubuti at napatnubayang *Khalifa* (Pinuno), at ibang mga Sahabah, at mga Tabi’un ay may makakapal na balbas. Si Abu Bakr ay may makapal na balbas [*Qut ul-Qulub 4:9*], Si Umar ay may malagong balbas [*Al-Isabah 2:511*], si Uthman ay may makapal ding balbas [*Al-Isabah 2:455]* at ang balbas naman ni Ali ay napakalapad na ang lapad ay abot hanggang pagitan ng kanyang mga balikat [*At-Tabaqat 3:25*) ni Ibn Sa’d] Samakatuwid, ang pag-aahit ng balbas ay pagpapakita ng malinaw na paglihis mula sa gawi ng mga naniniwala.

### 5. PAGSUNOD SA MGA DI-MUSLIM

Ang mga Muslim ay pinag-uutusang huwag pamarisan o tularan ang mga di-Muslim bagkus maging kaiba at natatangi mula sa kanila. Sa *Surat ul-Fatihah*, tayo ay pinag-utusan na humiling sa Dakilang Allah na tayo ay gabayan at ilayo mula sa gawain ng mga di-Muslim.

﴿ ٱهۡدِنَا ٱلصِّرَٰطَ ٱلۡمُسۡتَقِيمَ ٦ صِرَٰطَ ٱلَّذِينَ أَنۡعَمۡتَ عَلَيۡهِمۡ غَيۡرِ ٱلۡمَغۡضُوبِ عَلَيۡهِمۡ وَلَا ٱلضَّآلِّينَ ٧ ﴾

***Patnubayan Mo kami sa Matuwid na Landas, sa landas ng Iyong mga pinagpala, at hindi sa landas na umani ng Iyong poot, at (hindi rin sa landas ng) mga nangaligaw.*** [Al-Fatiha 1:6-7]

Gayundin, pinagbawalan ng Dakilang Allah (ﷻ) ang Kanyang Sugo na sumunod sa mga kagustuhan ng mga mangmang. At katotohahan, sinumang wala sa tamang patnubay ay itinuturing na isang mangmang. Ang Dakilang Allah (ﷻ) ay nagsabi:

﴿ وَلَا تَتَّبِعۡ أَهۡوَآءَ ٱلَّذِينَ لَا يَعۡلَمُونَ ١٨ ﴾

***Huwag ninyong sundin ang kagustuhan ng mga walang kaalaman (sa Islam).*** [Al-Jathiyah 45:18]

Ang Propeta (ﷺ) ay nagbigay pahayag na ang taong tinutularan ang ibang tao ay kabilang sa kanila. Iniulat ni Ibn Umar (kalugdan nawa siya ng Allah) na sinabi ng Sugo ng Allah:

***Ako ay isinugo, na malapit sa (pagdating ng) Huling Oras, na may dalang espada (upang makipaglaban para sa katotohanan), hanggang ang Allah ay sambahin ng nag-iisa na walang katambal. Ang aking kabuhayan ay itinalaga sa ilalim ng anino ng aking espada. Ang kahihiyan at kasawian (kapariwaraan at kapahamakan) ay itinalaga na sa sinumang lumihis sa aking kautusan. At sinuman ang tumulad sa ibang tao ay nabibilang sa kanila.*** [Itinala ni Abu Dawud at iba pa. Napatunayang ito ay mapananaligan ayon kay al-Albani (Irwa ul-ghalil bilang 1269)]

Nakapanlulumo at nakapangingilabot para sa isang tao na matapos ginabayan ng Dakilang Allah (ﷻ) sa Islam ay kanyang matatagpuan ang kanyang sarili na ibabangon sa Araw ng Paghuhukom kasama ng mga di-Muslim sanhi ng kanyang pagsunod sa kanila.

Sa maraming *Hadeeth*, ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay iniugnay niya ang pagpapatubo ng balbas bilang isang tanda ng pagkakaiba mula sa mga tagasunod ng ibang relihiyon.

***Putulin (nang maayos) ang bigote at hayaang tumubo ang inyong balbas. Maging kaiba mula sa mga Magian.*** [Iniulat ni Muslim at iba pa]

Si Abu Umamah ay nag-ulat na sinabi ng Sugo ng Allah (ﷺ): ***Putulin (nang maayos) ang inyong bigote at hayaang tumubo ang inyong balbas. Maging kaiba sa mga taong (pinagkalooban) ng kasulatan.*** [Itinala ni Muslim at iba]

Si Ibn Umar (kalugdan nawa siya ng Allah ) ay nag-ulat na sinabi ng Sugo ng Allah *(ﷺ)*: ***Maging kaiba sa mga 'Mushrikun[7]'; gupitin (nang maayos) ang inyong bigote at hayaan ang inyong balbas.*** [Al-Bukhari at Muslim]

Samakatuwid, ang pag-aahit ng balbas ay isang uri ng pagsunod sa mga di-Muslim. Ang mga Muslim na tinutularan at pinamamarisan ang mga ugali, asal at anyo ng di-Muslim ay nararapat na kasuklaman nang labis sapagka't sila ay sumasalungat sa maraming pangunahing katuruan sa Islam. Nguni't marami pa rin sa mga kalalakihang Muslim ang gumagawa nito bilang pagsunod sa kaugalian ng mga di-Muslim.

Katiyakan, ang Sugo ng Allah ay nagsabi pa noon ng totoo, ayon sa pagkakaulat ni Abu Said al-Khudri*:* ***Inyong susundan (pamamarisan o tutularan) ang halimbawa (masasamang gawain at kaugalian) ng mga nauna sa inyo, sa abot ng iyong kamay at sa abot ng inyong braso. Kahit pa sila ay pumasok sa lungga ng bayawak, katiyakan kayo ay magsisisunod at magsisipasok doon.***

***Siya ay tinanong. Ang ibig mo bang sabihin ay ang mga Hudyo at Kristiyano? Siya ay sumagot, Sino pa ba ang mga taong nauna sa inyo?*** [Itinala ni al-Bukhari, Muslim at iba pa]

## 6. ANG WALANG PAHINTULOT NA PAGBABAGO SA LIKAS NA KATANGIAN NA IPINAGKALOOB NG ALLAH.

---

[7] **Mushrikun**. Sila ang mga pagano o taong sumasamba sa mga diyus-diyusan katulad halimbawa ng mga rebulto, santo at santa, propeta, mga anghel, mga larawan o mga bagay na nasa kalawakan tulad ng araw, bituin, at planeta.

Maliban lamang sa mga paksa na malinaw na ipinaliwanag sa Islam, ang likas na anyo o hugis na nilikha at ipinagkaloob ng Allah ayon sa Kanyang nais ay ipinagbabawal na baguhin. Kaya naman kapag iniba o binago ang likas na anyo na nilikha ng Allah nang walang pahintulot mula sa Kanya, ito ay nagpapahiwatig ng pagsunod kay Satanas, sapagkat sinabi ng Dakilang Allah (ﷻ):

﴿ إِن يَدۡعُونَ مِن دُونِهِۦٓ إِلَّآ إِنَٰثٗا وَإِن يَدۡعُونَ إِلَّا شَيۡطَٰنٗا مَّرِيدٗا ﴿١١٧﴾ لَّعَنَهُ ٱللَّهُۘ وَقَالَ لَأَتَّخِذَنَّ مِنۡ عِبَادِكَ نَصِيبٗا مَّفۡرُوضٗا ﴿١١٨﴾ وَلَأُضِلَّنَّهُمۡ وَلَأُمَنِّيَنَّهُمۡ وَلَأٓمُرَنَّهُمۡ فَلَيُبَتِّكُنَّ ءَاذَانَ ٱلۡأَنۡعَٰمِ وَلَأٓمُرَنَّهُمۡ فَلَيُغَيِّرُنَّ خَلۡقَ ٱللَّهِۚ وَمَن يَتَّخِذِ ٱلشَّيۡطَٰنَ وَلِيّٗا مِّن دُونِ ٱللَّهِ فَقَدۡ خَسِرَ خُسۡرَانٗا مُّبِينٗا ﴿١١٩﴾ ﴾

***At wala silang dinadalanginan kundi si Satanas, ang walang-tigil na manghihimagsik.[8] Isinumpa siya ng Allah. At siya (si Satanas) ay nagsabi: Ako ay kukuha ng nakatakdang bilang (mula sa) Iyong mga alipin. Katotohanang ililigaw ko sila, at katiyakang uudyukan ko sila ng maling pagnanasa. At katiyakan, ipag-uutos ko sa kanilang laslasin ang mga tainga ng baka, at tunay na aking ipag-uutos sa kanila na baguhin ang likas na nilikha ng Allah. At sinumang nagturing kay Satanas bilang wali (tagapagtanggol o tagapagtangkilik) sa halip ng Allah, katiyakang lumasap na ng hayagang kapahamakan.*** [An-Nisa 4:117-119]

Pinarangalan ng Allah (ﷻ) ang sangkatauhan at sila ay hinubog sa pinakamagandang anyo o hugis:

﴿ لَقَدۡ خَلَقۡنَا ٱلۡإِنسَٰنَ فِيٓ أَحۡسَنِ تَقۡوِيمٖ ﴿٤﴾ ﴾

***Katotohanan, nilikha Namin ang tao sa pinakamagandang anyo (o hubog).*** [At-Tin 95:4]

Ang pagbabago nito (mula sa likas nitong anyo, hugis) nang walang kapahintulutan ay tunay na isang gawaing kabuktutan at isang pagsuway (paglihis) na nararapat patawan ng kaparusahan.

Ang Sugo ng Allahﷺ ay nagpahayag na sinumang babaeng gumawa ng pagbabago sa anumang likas na nilikha ng Allah (ﷻ) (katulad ng pag-alis ng buhok sa mukha (kilay), pagsuot ng peluka, paglalagay ng puwang sa pagitan ng mga ngipin, o pagpapatato (*tattoo*) sa katawan upang sa pamamagitan nito ay mapaganda ang kanilang anyo, ay isinumpa sila ng Allah (ﷻ).

Si Ibn Mas'ud ay nag-ulat na ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagsabi: ***Isinusumpa ng Allah (ﷻ) ang mga babaeng nag-tatato (sa iba) at nagpapalagay ng tato, sila na nagbubunot ng buhok sa mukha (ng iba) at sila na nagbubunot ng buhok sa kanilang mukha, sila na nagsusuot ng mga peluka, at sila na naglalagay ng puwang sa kanilang mga ngipin upang mapaganda – kanilang binagong lahat ang likas na nilikha ng Allah. (ﷻ).'*** [Al-Bukhari at Muslim]

[8] Ang mga **Mushrik** (sumasamba sa mga diyus-diyusan) ay nagsasabing ang mga Anghel ay mga anak na babae ng Allah. Sa ibang talata, ang Allah ay nagsabi: At itinuring na babae ang mga Anghel (at kanilang sinamba) samantalang katulad nila'y mga alipin lamang sila ng Allah.

Partikular na binanggit ang mga babae sa *Hadeeth* na ito sapagka't ang mga babae ang kadalasang naghahanap ng paraan upang pagandahin ang sarili kaysa sa mga lalaki. Subali't ang babala ay patungkol sa magkabilang kasarian, sapagka't ang kundisyon ng sumpa ay ipinahayag na: ang pagbabago sa (likas na anyo ng) nilikha ng Allah (ﷻ). Magkagayon ang sumpa ay patungkol sa sinumang lalabag sa mga kundisyon.

Ang pag-aahit ng balbas ay nabibilang sa ilalim ng babalang ito, at higit pa itong mabigat kaysa sa *Nams* (pagbunot ng buhok sa mukha) na ginagawa ng mga kababaihan.

Sinabi ni At-Tahanawi:

*Napatunayan na ang pagbabago sa nilikha ng Allah (ﷻ) ay isang dahilan upang siya ay isumpa, at anumang ipinagbawal ng Sugo ng Allah (ﷺ) ay ipinagbawal din ng Allah (ﷻ)* [Bayan ul-Qur'an]

Si Waliyy Ullah ad-Dahlawi ay nagsabi:

*Ang pag-ahit (pagpapaikli) ay gawain ng mga Magian, at kinasasangkutan ito nang pagbabago sa nilikha ng Allah (ﷻ).*[Bayan ul-Quran]

## 7. PAGTULAD SA MGA KABABAIHAN

Ang balbas ay nagpapakita ng malaking pagkakaiba sa pagitan ng babae at lalaki. Ang pag-ahit nito ay nag-aalis ng pagkakaiba, at magkagayon ito ay isang paraan ng pagtulad sa mga kababaihan. Anumang uri ng gawaing kinasasangkutan ng panggaya sa kabilang kasarian ay nagiging dahilan upang siya ay umani ng sumpa ng Allahﷻ at ng Kanyang Sugoﷺ. Si Ibn Abbas (Nawa'y kalugdan siya ng Allah *(ﷻ)* ay nag-ulat:

***Isinusumpa ng Sugo ng Allah (ﷺ) ang mga lalaking tinutularan ang mga babae; ang mga babaing tinutularan ang mga lalaki .*** [Naitala ni al-Bukhari at iba pa].

Si Al-Kandahlawi ay nagsabi:

*Walang alinlangan na ang ganap na pagtulad sa mga babae ay nagsimula sa pag-aahit ng balbas. Ang paggayang ito ay higit na mabigat kaysa sa paggaya sa kanilang mga kasuotan at iba pang mga bagay, sapagka't ang balbas ang pangunahin at pinakamalaking tanda ng pagkakaiba sa pagitan ng lalaki at babae. Ito ay posibleng matunghayan ng lahat ng tao, at ito ay hindi maipagkakaila maliban sa mga taong nais linlangin ang kanyang sarili, sumunod sa kanyang sariling kagustuhan, at maging binabae (mag-anyo at kumilos na tila babae) matapos siyang pagkalooban ng Allah ng magandang anyo ng isang lalaki.* [Wujub i'fa il-Lihyah 31-32]

## 8. SUMASALUNGAT SA LIKAS NA PAGKAKALIKHA (*FITRAH*)

Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagpahayag na ang isang sanggol ay isinilang na may wagas o malinis na kalikasan, na maaaring mabahiran sa pamamagitan ng sariling pagbabago o mula sa mga hindi kaaya-ayang impluwensiya ng kanyang kapaligiran. Sina Abu Hurayrah at Al Aswad bin Sari ay nag-ulat na sinabi ng Sugo ng Allah *(ﷺ)*: ***Bawa't sanggol ay isinilang na may wagas na Fitrah (kalikasan), hanggang siya ay magkaroon ng kakayahang maipahayag ang kanyang***

***sarili. Subali't, ginawa siyang Hudyo, Kristiyano, Magian o Pagano ng kanyang mga magulang.*** [Al-Bukhari at Muslim].

Karagdagan pa rito, binanggit ng Sugo ng Allah (ﷺ) ang sampung katangian na naglalarawan ng likas na mabuti at malinis na katauhan. Dalawa sa katangiang ito ay ang pagputol (nang maayos) ng bigote at pagpapahaba ng balbas.

Iniulat ni Aisha (RAA) na sinabi ng Sugo ng Allah (ﷺ): ***May sampung katangian ng Fitrah: pagputol (nang maayos) ng bigote, pagpapahaba ng balbas, Siwak (paglilinis ng ngipin), pagsinghot ng tubig (upang linisin ang loob ng ilong) [at pagmumumog ng bibig], paggupit ng kuko, paghuhugas ng pagitan ng mga daliri ng kamay, pagbunot ng buhok sa kilikili, pag-ahit ng buhok sa maselang bahagi ng katawan, at paghuhugas sa maselang bahagi ng katawan ng tubig, [at pagtutuli].*** [Muslim, Abu Dawud, Ahman, Ibn Abi Shaybah, atbp. Ang pagtutuli ay hindi kabilang sa salaysay ni Muslim (Sahah ul-Jami no. 2222)].

Ang *Fitrah* (likas na katangian) na ito kailanman ay hindi kayang baguhin ng panahon: Ang Dakilang Allah (ﷻ) ay nagsabi:

﴿ فِطۡرَتَ ٱللَّهِ ٱلَّتِى فَطَرَ ٱلنَّاسَ عَلَيۡهَاۚ لَا تَبۡدِيلَ لِخَلۡقِ ٱللَّهِۚ ﴾

***Ang dalisay na Fitrah (kalikasan) na kung saan nilikha ng Allah ang Tao. Walang pagbabago sa nilikha ng Allah.*** [Ar-Rum 30:30]

Sa pagsunod sa mga yapak ng mga di-naniniwala, maraming likas na katangian (*Fitrah*) ng Muslim ang lubhang nasira na. Kanilang nakikita na ang ahit na lalaki (walang balbas) ay higit na magandang lalaki at tunay na lalaki kaysa sa isang lalaki na may mahabang balbas – tunay na salungat sa sinabi ng Sugo (ﷺ) sa naturang *Hadeeth* sa itaas.

## 9. PANGUNGUTYA SA DEEN (PANANAMPALATAYA)

Sanhi ng mga nasira o binagong likas na katangian (*Fitrah)* na taglay ng maraming Muslim sa panahon ngayon, kanilang sinang-ayunan ang mga kaugalian, gawa, kilos, galaw, pananalita, pananamit ng mga di-Muslim, at sa kabilang dako nama'y itinatakwil o hindi nila binibigyan ng pagpapahalaga ang patnubay ng Sugo ng Allah (ﷺ)! Pinalamutian nila ang kanilang sarili ng halos ahit na balbas at ikinahihiya nilang makisalamuha sa mga pagtitipon o pagpupulong kapag may natirang katiting na balbas sa kanilang mukha. Kanilang hinahangaan ang kumikislap na anyo ng mga lalaking ahit ang balbas, at pinupuri ang isa kapag ito ay bagong ahit. Inuutusan nila ang kanilang mga kamag-anakan, mga anak, at mga nasasakupan na mag-ahit ng kanilang balbas, at ipinahahayag na ang balbas ay tanda ng pagiging marumi, makaluma at katamaran! Kinukutya nila ang balbas at ang mga taong nagpapahaba nito. Sa pamamagitan ng gayong pangungutya, kanilang kinutya ang isang naitatag na bahagi ng relihiyon ng Islam, at ito ay isang malaking kasalanan. Kung sila ay hindi nakaaalam nito, sila ang pinakamangmang sa kanilang Deen (pananampalataya) at kung sila ay hindi nakaaalam nito at patuloy na ginagawa ito, samakatuwid, sila ay mahuhulog sa gawaing *Kufr* (kawalang-pananampalataya) (Nawa'y ilayo tayo ng Allah sa ganitong gawain).

# KABANATA 3

## MGA ALINLANGAN AT MALING PANG-UNAWA

Sa kabila ng malinaw na paliwanag mula sa *Sunnah*, at pinagkaisahan ng mga pinagpipitaganang pantas ng Islam, ating makikita na karamihan pa rin sa mga lalaking Muslim sa ating panahon ay hindi nagpapatubo ng kanilang balbas. Ito ay isa sa mga tanda na karamihan sa ating mga Muslim ay hindi sumusunod sa turo ng ating Deen. Karagdagan dito, napakaraming alinlangan o maling pang-unawa na ginagawang dahilan ng karamihan sa mga kalalakihan upang mabigyan ng katuwiran ang pag-aahit ng kanilang mga balbas. Sa mga sumusunod, ating bibigyan ng pansin ang pinakamahalagang mga paksa hinggil dito.

### **ISANG SUNNAH LAMANG**?

Kalimitang may maririnig na dahilan, "**Ngunit ito ay isang *Sunnah* lamang**!" Sa kanilang pang-unawa, ang pagpapahaba ng balbas ay isa lamang kusang-loob na *Sunnah*! Mula sa mga naunang paglalahad, ating mapupuna na ito ay isang maling pang-unawa, at walang alinlangan na ang pagpapatubo ng balbas ay isang tungkulin (obligadong) *Sunnah*.

### Fatawa (Hatol) mula sa mga Iskolar?

<u>Maling Halimbawa</u>

Kalimitan ang tao ay naililigaw ng mga ilang Shaykh sa panahong ito na tinatalikdan ang *Sunnah* na ito o nagbibigay ng walang batayang *Fatwa* (hatol hinggil sa mga paksa sa relihiyon) at ito ay kanilang ipinagpapawalang-halaga.  Magkagayon sila ay nagbibigay ng isang masamang halimbawa sa iba, na nagiging dahilan upang talikdan (ipagwalang-bahala) ang *Sunnah na* ito. At katiyakan, ito'y nagiging karagdagang pasanin sa kanilang mga kasalanan.

Si Jarir Bin Abdullah (RAA) ay nag-ulat na sinabi ng Sugo ng Allah *(ﷺ): Sinuman ang mag-anyaya tungo sa tamang patnubay, siya ay makatatanggap ng karagdagang gantimpalang katumbas ng gantimpala ng mga sumunod sa kanya, na walang kabawasan sa kanilang gantimpala kahit na bahagya lamang. Sinuman ang mag-anyaya tungo sa ligaw na landas, siya ay makatatanggap ng kasalanang tulad ng mga kasalanan ng mga sumunod sa kanya, na walang kabawasan sa kaparusahan (ng mga sumunod) kahit na bahagya lamang.* [Naitala ni Muslim, Ahmad at iba pa (Ahkam al-Janaiz 226)]

Isa rito ay ang maling *Fatawa* na ibinigay ni Al-Qaradawi:

*Katotohanan na walang naiulat na salaysay mula sa mga Salaf na sila ay nag-ahit ng balbas; nguni't ito ay maaaring sa dahilang hindi na nila ito kailangan, at ito na ang kanilang kinaugalian (ang pahabain ito).* [al-Halaal wal Haraam fil Islaam].

Kapuna-puna mula sa mga naunang paglalahad na ito ay walang saysay na pangangatuwiran; sapagka't ang dahilan sa pagpapatubo ng balbas ay higit na mahalaga kaysa sa nakamulatan o naging kaugalian – ito ay utos ng Allah (ﷻ)!

## BULAANG ISKOLAR LABAN SA TUNAY NA ISKOLAR

Hindi lahat ng nasa katayuan ng pamumuno o nagbibigay ng *Fatwa* ay tunay na Iskolar. Ang tunay na Iskolar ay yaong mga humahango ng kanilang *Fatwa* mula sa malinaw na katibayan ng *Qur'an* (ang Aklat ng Allah) at sa *Sunnah* ng Kanyang Sugoﷺ. Habang lumilipas ang panahon, lumiliit ang bilang ng mga tunay na Iskolar na matatagpuan sa paligid. Nguni't hindi ito dahilan upang ang bawa't isa ay pinahihintulutang sumangguni sa mga bulaang Iskolar.

Si Abdullah Bin Amr (RAA) ay nag-ulat na sinabi ng Sugo ng Allah (ﷺ): ***Hindi inaalis ng Allah (ﷻ) ang kaalaman nang biglaan mula sa dibdib ng mga tao, nguni't inaalis ang kaalaman sa pamamagitan ng pagbawi ng buhay ng mga Ulama (tunay na Iskolar). Kapag wala nang matirangUlama, ang mga tao ay magtatalaga ng mga mangmang (walang tamang kaalaman sa Islam) bilang tagapaggabay. Kapag sila ay tinanong, sila ay magbibigay ng Fatwa (Islamikong hatol) nang walang kaalaman, sa gayong paraan naililigaw nila ang iba mula sa matuwid na landas.*** [Iniulat ni al-Bukhari, Muslims, at iba pa]

## PINUTOL BA NG PROPETA ANG KANYANG BALBAS?

Ilan sa mga tao ay binibigyang katuwiran ang kanilang pag-aahit ng balbas dahil sa napaulat na ang Propeta (ﷺ) ay kalimitan na pinuputol ang kanyang balbas. Nang dahil dito, karaniwang ibinabatay nila sa naiulat ni At-Tirmithi na mula kay Amr Bin Shu'ay na galing sa kanyang ama mula sa kanyang lolo (ibn Umar) – kalugdan nawa sila ng Allah, ang ganito:

*Ang Propeta (ﷺ) ay kalimitang pinuputol ang lapad at haba ng kanyang balbas.*

Subali't, ang salaysay na iniulat na ito ay lubhang mahina (walang batayan), at hindi maaaring gamiting katibayan [katulad ng ipinahayag ni an-Nawawi sa Sharh ul-Muhaththab (1:321)]. At kahit pa hindi ito mahina, ang ulat na ito ay nagpapahiwatig lamang na patunay sa pagputol ng balbas nguni't hindi ang pag-ahit nito.

## SINO BA ANG DAPAT NATING BIGYAN NG KASIYAHAN?

Upang mabigyan ng katuwiran ang pag-aahit ng balbas, ilan sa mga kalalakihan ay nagbibigay ng dahilan na ang pag-aahit ay mas gusto ng kanilang mga asawa! Dapat nating katakutan ang Allah (ﷻ) at alalahanin na ang ating landas sa buhay na ito ay nararapat na sundin ang malinaw na ipinag-uutos ng Allah (ﷻ) at ng Kanyang Sugo (ﷺ) at huwag sumunod sa maling kagustuhan ng mga asawa, magulang, kaibigan, atbp.

Iniulat ni Ali (RAA) na sinabi ng Sugo ng Allahﷺ: ***Ang pagkamasunurin ay hindi maaaring ialay sa tao kung ito ay kinasasangkutan ng pagsuway sa Allah (ﷻ). Ang pagsunod ay nararapat sa mabuting bagay lamang.*** [Naitala ni al-Bukhari, Muslim at iba pa. Katulad na *Hadeeth* ay naitala ni Ahmad at iba pa mula kay Imran bin Husayn (RAA) at napatunayang mapagkakatiwalaan ni al-Albani (as-Sahih bilang 179, 180)].

## PANGANGATI AT PAGKAKAMOT?

Ang ilang mga kalalakihan ay nagsasabi na ang pagpapatubo ng balbas ay nagiging dahilan ng pagkaroon ng labis na pangangati at pagkakamot ng balat. Ito ay hindi bunga mula sa pagsunod

sa dalisay na *Fitrah*, bagkus ito ay bunga ng kapabayaan sa tamang kalinisan at paghuhugas (*Wudoo*) katulad ng itinatagubilin sa *Sunnah*.

Kapag ang isang tao ay may lehitimo at di-karaniwang sakit sa balat, nararapat na kumusulta siya sa isang tunay na manggagamot na Muslim upang mabigyan ng sapat na lunas ang kanyang suliranin sa pamamaraang karapat-dapat, hanggang maaari'y dapat manatili nang buo ang kanyang balbas.

### HINIHINGI SA TRABAHO

Ang ilang kalalakihan ay pinanunindigan na ang pag-ahit ng kanilang balbas ay hinihingi ng kanilang trabaho, at sila ay mawawalan ng trabaho kung ito ay kanilang aahitin. Karaniwan dito ay hindi totoo, sapagka't maaaring magpakita ng katibayan (tulad ng liham na nakasama sa huling pahina nito "Karagdagan") na ang balbas ay isang pangrelihiyong pangangailangan, at hindi maaaring pilitin ng isang pinaglilingkuran ang sinumang kawani na ahitin ang kanyang balbas.

Kung sakali mang maging dahilan ito na tanggalin siya sa trabaho dahil sa pagpapatubo ng balbas, nararapat na timbangin niya at suriin ang kanyang katayuan kung ano ang kanyang pagpipilian na maaaring higit na makapipinsala sa kanya, ang pag-aahit ng balbas ba o ang mawalan ng trabaho na umaalipin sa kanya? Ayon dito, at matapos niyang hingin ang payo ng ilang tao na may sapat na kaalaman, nararapat na piliin niya ang bagay na higit na kalugud-lugod sa Allah (ﷻ).

### BANTA SA BUHAY?

Ang ilang kalalakihan ay pinanunindigan na ang pagpapahaba ng balbas sa ilang mga bansa ay maaaring makapagdulot ng panganib sa kanilang buhay o magdulot ng pinsala sa kanilang pagkatao, ari-arian o *Deen (Pananampalataya)*. Kung ito ay totoo, nararapat na harapin ito nang may pag-iingat at sa makatuwirang paraan, katulad ng ipinaliwanag sa naunang bahagi.

Gayon pa man, nararapat na ang isang tao ay hindi dapat maging matatakutin o maduwag, at huwag isiping (umasahang) ang lahat ng lakas ng kasamaan ay magtutulung-tulong laban sa kanya sa sandaling magsulputan ang mga buhok o balbas sa kanyang mukha.

## KABANATA 4
## IBANG BUHOK

### ANG BIGOTE

Ang *Hadeeth* na inihayag sa Kabanata 3 ay nag-uutos sa mga kalalakihan na putulin ang bigote at ipinahihiwatig na ang pagpuputol ng bigote ay isa sa mga katangian ng *Fitrah*. Ang pagputol ng bigote ay isinasagawa sa pamamagitan ng pagputol kapantay ng itaas na labi. Ito ay naiulat mula sa limang kasamahan (*Sahabah*) [Naitala ni at-Tabarani, al-Bayhaqi, at iba pa. Napatunayan na *Hasan* (mapananaligan) ni al-Albani (Adab uz-Zifat bilang 209).

Ang pagputol ng bigote ay nararapat na gawin isang beses sa loob ng 40 araw. Ito ay inihayag sa *Hadeeth* ni Anas sa ibaba. Subali't, ang ganap na pag-aahit ng bigote ay isang *Bid'aah*, ayon sa ipinahayag ni Malik:

*Ito ay isang Bid'aah na lumitaw sa mga tao, ang aking pananaw hinggil sa tao na ganap na inaahit ang bigote ay dapat na paluin.* [Naitala ni al-Bayhaqi (1:151). Napatunayan na mapagkakatiwalaan ni Al-Albani (Adab uz Zifat pahina 209).

Si Malik ay may malagong bigote. *Kapag tinatanong hinggil dito, kanyang iniulat na noong si Umar (RAA) ay nagagalit, nilililis niya ang kanyang bigote at saka bubuga.* [Naitala ni at-Tabarani sa al-Kabir. Napatunayang mapananaligan ni Al-Albani (Adab uz-Zifat pahina 209).

## BUHOK SA MUKHA

Maliban sa bigote, ipinagbabawal ang pagbunot o pag-ahit ng buhok sa mukha. Ating nabanggit sa una na ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay nagpahayag sa mga inaalis ang buhok sa mukha na isinumpa ng Allah (ﷻ), tulad ng naiulat mula sa kanya ni Ibn Mas'ud: ***Isinusumpa ng Allah … yaong mga nagbubunot (sa iba) ng buhok sa mukha, at yaong mga taong bunot ang mga buhok sa mukha,…*** [Bukhari at Muslim]

## BUHOK SA ULO

***Ang Propeta (ﷺ) ay hindi partikular hinggil sa buhok sa ulo. Kung minsan ito ay humahaba sa pagitan ng kanyang mga tainga at balikat.*** [Naitala ni Muslim, Abu Dawud, at iba, mula kay Anas bin Malik at Aishah], sa ibang pagkakataon, (sa *Umrah*) ***kanya itong aahitin lahat…*** [Naitala ni Abu Dawud, Ibn Majah, at iba, mula kay Umm Hani Bint Abi Talib. Napatunayan na mapananaligan ni Al-Albani (Mukhtasar ush-Shamail pahina 35)]

Magkagayon, walang tiyak na pagbabawal hinggil sa buhok sa ulo, maliban sa mga sumusunod:

a) Ang buhok ng babae ay hindi dapat na inaahit o putulin na katulad ng mga kalalakihan.

b) Ang buhok ng lalaki o babae ay hindi maaaring ahitin o paigsiin upang maitulad sa mga makasalanan, di-nananampalataya, atbp.

## BUHOK SA KILIKILI AT SA MASELAN O PRIBADONG BAHAGI NG KATAWAN

Ang pag-aalis ng buhok sa kilikili at sa maselang (pribadong) bahagi ay isa sa mga likas (*Fitrah*) na katangian. Ito ay nararapat isagawa kahit man lang isang beses sa loob ng 40 araw. Si Anas ay nag-ulat:

***Ang Sugo ng Allah (ﷺ) ay tinakdaan (tinaningan) kami sa pagputol ng aming bigote, pagputol ng kuko, pagbunot ng buhok sa kilikili at pag-ahit ng buhok sa maselang o pribadong bahagi, na hindi dapat patagalin nang hihigit sa apatnapung araw.*** [Naitala ni Muslim, Ahmad at iba pa]

Ang pag-aalis ng buhok sa mga bahaging ito ay hindi itinuturing na kabilang sa mga ipinagbabawal na "*pagbabago sa nilikha ng Allah (ﷻ)*", sapagka't tayo ay inutusan ng Allah na gawin ito.

**IBANG BUHOK SA KATAWAN**

Mula sa itaas, malinaw na ang buhok ng tao ay may tatlong uri: ang mga buhok na nararapat alisin (halimbawa, ang buhok sa maselang o pribadong bahagi), ang mga buhok na ipinagbabawal na alisin (halimbawa: buhok sa mukha), at ang mga buhok na may pagpipilian [alisin o panatilihin (halimbawa, ang buhok sa ulo)]. Ang ibang mga buhok sa katawan na hindi nabanggit sa anumang *Hadeeth* ay itinuturing na kauri nito: maaaring alisin para sa sariling kaginhawahan kung hindi naman ito nag-aakay tungo sa anumang paglabag, katulad lamang ng sa lalaki upang maging kawangis ng babae.

**ANG HATOL**

Ilan sa mga paksang nabanggit sa kabanatang ito ay mga katangiang pinagtatalunan pa sa pagitan ng mga Iskolar. Sinikap naming ipakilala ang mga pananaw o opinyon na lumalabas na malapit sa *Sunnah*, at ang Allah lamang ang higit na nakababatid.

Nawa'y gabayan tayo ng Allah (ﷻ) upang tayo ay manatiling matatag sa Kanyang *Deen*, sumunod sa *Sunnah* ng Kanyang Sugo, at maging isa sa mga taong Kanyang pinagpala.

**KARAGDAGAN**

HALIMBAWA NG ISANG SULAT SA NAKATATAAS

Ang mga sumusunod ay isang halimbawa ng liham na maaaring ipakita sa mga pinuno o amo, namamahala sa kulungan, pinuno ng militar, atbp. upang humingi ng pahintulot na magpahaba ng balbas.

Petsa:

**SA KINAUUKULAN**

Ito ay upang ipabatid na ang Islamikong pananalampalataya ay nangangailangan sa lahat ng Muslim na lalaki na magpatubo ng balbas. Ito ay ayon sa utos ng Sugo ng Allah na si Muhammad (ﷺ).: Putulin (nang maayos) ang bigote at pahahabain ang balbas.

Ang nanunungkulang Muslim na pinili na sundin ito ay nararapat na pahintulutan ng kanilang mga nakatataas. Ang kalayaan ng relihiyon ay pinapangalagaan ng Saligang Batas. Ang tulong at pakikiisa upang maisagawa ng mga Muslim ang kanilang mga gawaing pangrelihiyon ay pinasasalamatan.

Ang mga tanong at paglilinaw ay malugod naming tatangkilikin.

Lagda:
Pangalan:
Lugar:

Para sa karagdagang impormasyon tungkol sa Islam mangyaring makipag-ugnayan sa mga sumusunod na tanggapan sa Pilipinas:

**ISCAG – Philippines**
**Islamic Studies, Call & Guidance of the Philippines**
**Congressional Road, Salitran-I**
**Dasmarinas, Cavite**
**Philippines**
**Telephone No. 0063-46-4163371**
**Fax No. 0063-46-5061451**
**www.iscag.com**

**IL&IO**
**Islamic Library & Information Office**
**P.O.Main Box 52916**
**Stall-B, HL Commercial Building**
**Pandan Citicenter – Phase-I**
**Magalang Road, Angeles City**
**Philippines**
**Tel.No. 0063-45-8874577**
**Email: weblikislm@hotmail.com**

**AFIA, INC. – PHILIPPINES**
**AL FURQAN ISLAMIC ASSOCIATION, INC.**
**E-mail: info@afiainc.org**
**www.afiainc.org**

*This book is edited by TT&ESS*
*Tagalog Translation & Editing Support Services*